# Imprenta at Librería ni J. Martinez

Cabildo 253 Intramuros, Teléfono 3283, P. Moraga 34--36, Teléfono 5005 at P. Calderón 108, Binundók, Maynila.

**Ipinagbibilí sa mg̃a LIBRERIANG itó ang mg̃a sumusunód na aklát sa wikang tagalog:**

Búhay ni Aladino
« « Alejandre at D. Luis
« « Almanzor
« « Arturo, Lauro at Rosalio
« « Amang si Jesús
« « Abecidario
« « Adan at ni Eva
« « Baldovino
« « Beatriz
« « Beata Maria
« « Bernardo Carpio
« « Bertong Laseng
« « Blanca Flor
« « Babaying Samaritana
« « Cabayong Tabla
« « Celira
« « Conde Urbano
« « Cricelda
« « Dama Inés
« « Diluvio Universal
« « D.a Marcela
« « D.a Maria sa Ahas
« « Doce Pares
« « Dr. José Rizal
« « Dr. José Burgos
« « D. Diego at D.a Juana
« « Doncella Teodora
« « Diego de Marcilla
« « Edmundo
« « Eliseo at ni Feliza
« « Eliseo at Hortensio
« « Esopo
« « Emilio
« « Felizardo
« « Fieles Amantes
« « Florante at Laura
« « Florentina
« « Floriño
« « Gonzalo de Córdova
« « Gunlas
« « Graciano at ni Gaudencio
« « Huaran ng̃ calinisan ng̃ puri
« « Haring Asuero
« « « Calabaza
« « « Saúl at David
« « « Salomón
« « Ibong Adarna
« « Isabela
« Jacobina
« « Jaime del Prado
« José Vendido

Búhay ni José Flores
« « Juan Bachiller
« « Juan at Maria
« « Juan Patáy
« « Juan Tiñoso
« « Juan Tamad
« « Juan Lacuyo
« « Julieta at Romeo
« « Job
« « Leopoldo
« « Ludovico
« « Landás na tuntunin
« « Ligaya sa Lang̃it at Mundo
« « Manrique
« « Maria Merced
« « Mártir de Gólgota
« « Ntra. Sra. de Antipolo
« « Panaginip ng̃ pag-ibig (Comedia
« « Perpetua
« « Pantinople
« « Príncipe Gimeno
« « « Orontis
« « « Igmidio
« « « Oliveros
« « Pitong Infantes de Lara
« « Proceso
« « Plus-Santorum 8 paugcat
« « Poncio Pilato
« « Reina Mora
« « Rodolfo
« « Rodrigo de Villas
« « Rolante y Claudina (Comedia)
« « S. Isidrong Magsasaca
« « S. Francisco de Sales
« « Santa Ana
« « « Eulalia
« « « Regina
« « « Elena
« « Sigesmundo
« « Sofia, Teresa at Maura
« « Sagrada Misa
« « Santong si Moises
« « Tablante de Ricamonte
« « Tatlóng Número
« « Tatlong Personas
« « Tomas at Maria
« « Totoo at Sinung̃aling
« « Ulirán ng̃ Cabaitan
« « Urbana at ni Feliza.
« « Villarba
« « Vivencio at Teofila

**Isang palaisipan: Biru-biru kung sanlan tamaan**

# SALITA AT BUHAY
## NA PINAGDAANAN NANG
# PRINCIPE GIMENO



## AT NANG
# *PRINCESA ROGERA*
## SA IMPERIO NANG TURQUIA.
1922



# SALITA AT BUHAY

NA PINAGDAANAN NANG

# PRINCIPE GIMENO

AT NANG

# PRINCESA ROGERA

SA IMPERIO NANG TURQUIA

---

O masayáng pangpang nang globo terrestre
cabilugang mundo nitóng boong Orbe,
cayóng manga ibong munti,t malalaquí
alalayan ninyó dilang magsasabi.
Cayóng tanáng Santos mğa Arcángeles
catoto nang Dios sa gloria nang langit,
hulugan nğ gracia ang baít co,t, ísip
matutong magsabi at macapagsulit.
Maparis na uarì aco at mabagay
uicà ni Diógenes cay Talectong pahám,
ang mangmang na tauo'i magdunungdunungan
ito,i, ualáng sucat na mapaquinabang.

Ang estradong ito,i, ang nacacatulad
acto venimientos pauang magnáticas,
sa acto compuesta at regala ng̃ sulat
baít co,i, alang̃án cun sa verosidad.

Cahi't hiramín co ang dunong ni Plinio
dî rin nauucol sa estradong itó,
sa panahón ng̃ayón ang catulad ninyó
ang armada real ng̃ haring Fernando.

Pupunuan co na yaríng talumpatì
sa canat't caliuâ nang nang̃alilimpì.
sacali't malinis nang ititibari
humihing̃ing tauad ang cienciang maiclî.

Dî anhín ang sabi nang panahong una
doon ngâ sa corte,t, imperio ng̃ Turquía,
ang gumogobierno na naguíng monarca
Gran Sultán ang tauag ng boong morisma.

Emperador Sultán na ipinagbadyá
cun sa catapangan bantog sa lahat na,
dî co na sabihin ngalan ng asaua
datapua't may anác na isang princesa.

Ang princesang ito na aquing tinuran
si Doña Rogera ang bansag ng ng̃alan,
ang cahalimbaua,i, sumicat na arao
sa boong Turquía ay pinagtatac-hán.

Nabantog sa boong iba't ibang bayan
nang cristianísmo yaong cariquitan,
ang catolicanong lupang bininyagan
hangang sa Ceciliang lupang caharian.

Sabihin pa bagá ang touang dî hamac
ng Gran Sultáng Amá sa canyang anác,
parang isang mutyâng quimquim niya't hauac
sa canyang mata,i, dî ibig malingat.

Ano i, ang naisip nitong emperador
sa malaquíng touang ualáng macaucol,
ay ipinatauag ang lahat ng pintor
sa boong Turquía,i, agad magcatipon.
Harì palibhasà ang siyáng may utos
sino ang susuay na hindî susunód,
ang lahat ng̃ pintor ay agád naglagós
humarap sa hari't pauang nagsidulóg.
Nagbigay ng̃ galang silang para-para
sa dî matingcalang balitang monarca,
camí pong lingcód mo,i, tumatalagá
sa balang utos mo,i, sunód at talima.
Anang emperador ang cadahilanan
cayâ co tinipon cayóng calahatan,
ng̃ayon din ay gauín ang isang larauan
nang anac cong sintang pinacamamahal.
Cayâ cayong lahat ng̃ayong nang̃arito
magmaraling gauín ang isang retrato,
houag macaiba ang anyo't estado
nang quias at tindíg ng̃ príncesang anac co.
Guinauâ na ng̃anì na hindî naghantong
retratong pagauâ nitong emperador,
palibhasa,i, breve dî naman nalaon
retrato,i, nayarì ng arao ríng yaon.
Dinala pagdaca sa haring mataas
ang retratong bunyî ng̃ canyang anac,
cahi't camuntî ma,i, ualang ipíníntas
sa bunying princesa ay parang pinilas.
Nagpaalam nangâ ang lahat ng pintor
dito sa daquilang bunyíng emperador,
hintay anang hari't catampatan ngayon
tangapín ang aquin na gratificacion

Nang maibigay na carampatang gratis
nag si alís nangà ang mğa pintores,
sa mahal na harì aquing ipagbalíc
retrato,i, quinuha't sa torre pumanhíc.
Capagdatíng doon agád ibinigáy
ang retratong dalá sa princesang mahal,
bunsô co anya ay pacaingatan
mahalíng iparis sa iyong catauán.
Gauín mong aliuan sa toui touî na
pacamahalín mo bunsô co Rogera,
at catauan mo rín ang pagca ichura
nangaling sa iyo ang boong presencia.
Ano panga't siyang pinagcaratihan
sa arao at gabí pinag-aaliuan,
nğuni't lisan muna't aquing pagbalicán
príncipe Gimeno sa Ceciliang bayan
Pangalan nğ amá,i, si D. Belarmino
sa reinong Cecilia ay gomogobierno,
ang infantang hayág sa Granadang reino
ang naguíng esposang caloob ni Cristo.
Itong anác nila na isang lalaqui
príncipe Gimeno ang pagcacasabi,
sa quias at tapang at pagcabayani
alanğan pa mandín ang balitang Marte.
Dî co pag-aanhín manáng isang arao
príncipe Gimeno,i, dinatnan nğ lumbay,
ang nasoc sa loob niya't gunam-gunam
ang siya,i, manğaso sa bundóc at parang.
Pagdaca,i, nag gayác nğ mğa consejo
mğa duque't conde sampong caballero,
pauang nagsisacay sila sa cabayo
ang pinatunğuha,i, bundóc nğ Loreto.

Nang dumatíng silá sa parang at gubat
ang usáng suñgayán pagdaca,i nasabat,
áso nilang dala,i, binitiuang lahat
at pinag usig ng hindî nañgagpucnát.
Sa paghahabulán at pagtatacbuhan
dinagudagundong niyong cabunducan,
príncipe Gimeno,i, siya,i, nahiualáy
sa mñga consejo at casamang abay.
Sabihin pa bagá ang maliquing gálit
sa mñga casama puso,i, nag ñgíñgitñgit,
sa lilim nang cahoy siya ay lumapit
bilang nagpahiñga't nagpatuyòng pauis.
Dî co pag aanhin sa malaquing pagod
príncipe Gimeno,i, biglang nacalimot,
sa hihip ng hañgin siyá,i, nacatulog
diua,i, talagá na nang Poong si Josús.
Yamang natulog na siya,i, aquing lisan
princesa Rogera ang sabihin namán,
sa reinong Turquía corte,t, imperial
na mahometanang anác ng Gran Sultan.
Manáng isang arao na tanghaling tapát
siya,i, ńa sa balco't sa camay ay hauac,
ang retrato niya ay pinagmamalas
biglang sinalimbay isang ibong sucab,
Naualan ng diuà ang bunying princesa
dahil sa retratong naagao nacuha,
sabin ang lumbay na ualang capara
sa dilì matantô cung saan dinala.
Hindî napaghacà ng canyang ísip
ang retrato niyang sa ibong dinaguit,
sa lahat na pintô siya,i, nagpadiquít
ng cartel na sulat na mñga billetes.

Boong nasasacop ng Grang Turquía
iba't ibang bayan ay pinadalhan pa,
ang lamán ng sulat balang macacuha
naualang retrato pacacasal siyá.

At sa puerta real sino mang pumasoc
ay patitiguilin bantay na soldados,
at ipababasa hangán sa matapos
sulat na padiquít ng princesang bantóg.

Ang gran Sultáng harì na canyang amá
lalong nagpatibay at tulóy nagfirma,
mahal murang tauo balang macacuha
ay ipacacal ang bunying princesa.

Príncipe Gimeno aquing pagbalican
sa punò ng cahoy ay nagugulaylay,
sa pagtulog niya siyá ay nahulugan
ng isang retrato na galing cung saan.

Tambíng na pahanghâ ang canyang loob
pagdaca,i, nagbango't retrato,i, dinampót,
ng maquita niya ang diquít at ayos
ng princesang itong lubháng maalindog.

Ang pusò at loob binaclá ng sinta
sa retratong itó nang buti at gandá,
lalò nang matantô niya,t, maquilala
ang princesang bantóg sa reinong Turquía.

Agad nang niyayà ang casamang tanán
at sila,i, omouì sa Ceciliang bayan,
capagdatíng niya,i, agad ini-alay
sa canyang amá ang retratong mahál.

Ang uicà niya ó amáng poon co
iyo pong malasin ang bunying retrato,
itó po ang princesa sa imperiong Turco
sa aquing pagtulog ay nagbigay guló.

Cayâ po sa iyo aco ay paalam
ang bendición mo po sa aqui,i, pacamtan,
pagsasadyain co anomang caratnan
ang princesang nihag niyaríng catauohan.
Ang sagót at uicà ng bunying monarca
ay ano bunsô co dî mo tantô baga,
ang princesang yaon talastas mo,t, mora
icao ay cristiano na mangangasaua.
Nguni datapua't ito,i, uicà co man
sa iyo bunsô co, ang bahala,i, icao,
cayâ lumuhod ca ng iyong macamtan
ang aquing bendición pabaon sa raan.
Sa ngalan nang Dios at tatlóng Persona
pagpalain ca rin ó anác cong sinta,
tulóy na iligtas sa madlang pangamba
at maloualhating doo,i, dumatíng ca.
Ano,i nang matapos na mabendicionan
príncipe Gimeno,i, nagtindíg pagcouan,
sa cabayo niya,i, agad ng sumacay
tinungo ang lupà nang hindî binyagan.
Sa parang at bundóc ay nang dumating na
naquipanahanan sa manga villana,
at ang ísip sa toui-toui na
gagauing paraang pagpasa Turquía.
Anya,i, Dios cong Amang mapagpalà
aco,i, hulugan mo ng mahal mong auà,
iturò mo Dios ang palad cong lisyâ
princesa cong hanap ay maquita nauâ.
Nang siya,i, matapos nang pananalangin
retrato,i, binucsan at sinasalamín,
quiniquindat-quindatan at cacausapin
para nang may aring cacaulayauin.

Dî co pag-aanhín manang isang arao
príncipe,i, pumasoc sa Turquíang bayan
ang damít príncipe inalís pagcuan
at nag-anyong pastor ang canyang lagáy.
Tusón niyang sacbat at retratong ibig
pinisang binalot at isinadibdíb,
parang relicario na sabit sa liig
itinagong lihim ng hindî mabatíd.
Pagdatíng sa corte't imperiong Turquía
ng sa puerta real papasoc ngâ siya,
ang uicà ng bantay maghintáy ca muna
cartel ay basahin bago tumuloy ca.
Ano,i, nang mabasa prícipe Gimeno
ang lamán ng cartel ang puso,i, lumucsó,
salamat anya Dios na Poong co
at natausan din touâ nang pusò co.
Nagtulóy sa harì at siya,i, humaráp
nagbigáy ng galang baga man dî dapat,
cun calooban po ng sacramagestad
bandera,i, sucuban ang vellanong hamac.
Ang uicà nang harì salamat sa iyó
villano ay anong ibing mong oficio,
ngalan mo,i, sabihi't sa aqui,i, turan mo
at cun saang villa mulâng pagcatauo.
Sagót ng príncipe ó vuestra altaza
aco po ay tubò sa bayang Africa,
ngalan co,i, Gimeno maralita't mura
pagcabata,i. pastor laon nang ulila.
Pagcasabing gayón siya,i, quinalingà
nang mahal na harì at malaquíng touâ,
at ang tungcol niya na ipinagauâ
jardín ng princesa,t, macetas na madlâ.

Malaquí ang touâ ng haring Gran Sultan
sa alilang pastor niyaong casipagan,
ipinaubayà na ang manga halaman
ang ábang villano ang naca-aalam.
Sa gayón nang gayón manga pagdidilíg
timtimang príncipe hindî magpamasid,
ang retratong tangan iningat sa dibdib
dî ibig tamaan nang sa haring títig.
Mga clavelina't sampong limong sutil
at ang lemong real azucena't jazmín,
nangagdiriquitan pauang nagníningning
lahat nang bulaclác ay caalio-alio.
Cun matanghalì na,t, abutin ng init
ang bunying príncipe niyong pagdidilíg,
cun dangan malaquí ang sinta,t, pag-ibig
sa bunying princesa,t, hindî macatiís.
Nagtítiís siya at upang din lamang
princesa,i, manaog at macapanayam,
cahi't bagong tubò damó,i, gugusaran
inaalís niya ang balang lumitao.
Nguni't nananaig hírap sa pag-ibig
sa gabí at arao ay dî icaidlíp,
ibig ipahayag sintang nasa dibdib
ay dilì nangyari,t, hiya,i, gumiguiit.
Dî namán magauâ ang manhíc sa torre
at ang nagbabantay soldadong marami,
ualáng sucat gauìn ang bunying príncipe
tangan niyang sintá ay hindî masabi.
Dilì namán ibig niyang paalam
retratatong mariquit siya ang may tangan,
at bacâ matantô na siya,i, binyagan
siya,i paglilubi,t, alisán nang buhay.

Malaquíng dálitang ualáng macaparis
buhay ng príncipe sa touíng magdilíg,
cun magcahalò na ang dumí at pauis
masahol pa siya sa isang bulisic.
Marami ang tauong nangaliligaya
nang sa ortelanong alilang maceta,
lalò ng̃ dumalao ang bunying princesa
malaquí ang touâ sa mg̃a sampaga.
Uicà ng̃ princesa bunying jardinero
halica lumapit at tatanungín co,
lalagóng dilì hamac ng sampaga't lirio
ang pagdidilíg mo cayâ ay paano.
Sagót ng villano mahal na princesa
sumicat na talà dito sa Turquía,
ang inalalagô ng lirio,t, sampaga
dahil sa may aring loob na magandá
Ang bucód sa roon princesang marangal
ang lagáy ng lupà at canyang sing̃áo,
capag cariñoso ang quinalalaguian
cun culang sa dilíg dî maquiquinabang.
Cung gayón ang uicà ng bunying princesa
sa capagalan mo bahala,i, aco na,
anáng ortelano oo po aniyá
sa mg̃a halaman aco ang may cuenta.
Aco po,i, houag na, na iyong upahan
aarogâin co damo,i, gugusaran,
sa umaga't hapon hindî magcuculang
nang pagdidilíg co sa mg̃a halaman.
Cung sa halimbauà't mamumulaclác na
buco't sampong hinóg iyo pong lahat na,
houag lamang poon daang magalit ca
sa para cong pastor at tauong hamac na.

Sagót ng princesa,i, dî magcacagayon
aco nama,i, tauong may consideración,
halica villano't sa aqui,i, tumulong
bulacláe at bunga quita ay mamupól.

Namitás na sila mĝa bunĝang hinóg
niyong limón sutil sampaga't campupot,
nang macàpamupól silang macatapos
umaquiat sa torreng sabíhin ang lugód.

Villano naman doon sa lagüerta
tinatanao tanao ang bunying princesa,
hangang umaquiat sa torre nanhíc na
dî mahiualayan nang títig nang mata.

Sinta ng príncipe ay lalong nagdagdag
dahilan sa muc-hâ na parang pinilas,
sa nacuha niyang retratong marilag
na hulog ng ibong sa tucâ ay hauac.

Dangan dî pa ngâ ialay ang sinta
at dî pa talagang siya,i, paquilala,
hangang dî dumatíng ang panaho't ora
ng pagcabayani ualang macapara.

Ipagparito co sa princesang mahal
pag-amoy paghalíc bulaclac na tangan,
caguilaguilalas cahi't saan tingnan
may tatlóng figurang nalalarauan.

Sa harap at licód ay nangalílimbag
saan man pihitin ang tangang bulaclac,
mata ng princesa saan man ilingap
ang nalalarauan ang tatlóng Personas.

Daquilang himalâ dito sa princesa
ng Dios na Harì na tatlóng Persona,
cahima't gutaín ang tangang sampaga
buô ri,t, dî sirâ ang tatlóng figura.

Sa peras na buñga ang siyang catulad
saan man biyaquín ay nañgálilimbag,
yaong isang buñga,i, cahit sampong biyác
bunying Santo Cristo parang itinactác.
Palibhasa,i, loob niyong Santísimo
camahal-mahalang Dios na totoo,
na icasisirà,t, icapagbabago
loob ng̃ princesa sa mg̃a anito.
Lalò ng̃ biyaquín yaong limong sutil
ang tatlóng larauan ay naroroon din,
tumutulong catás sucat pag-isipin
ay mistulang dugô ang siyang cahambing.
Tantong nanguilalás ang bunying princesa
ang Dioses nila.i, tinauag pagdaca,
Mahoma,t, Jupiter icao Santo Ala
alalayan aco at ng̃ dî mañgambá.
Malaon nang arao acong namímitas
nitóng limong sutil at mañga bulaclác,
dî co naquiquita at napagmamalas
ang tatlóng figura parang itinactác.
Dilì namán ito mapalit maucol
sa aquing retratong dinaguit ng̃ ibon,
ang tatlóng lalaqui íisa nang color
ang tabas ng̃ muc-hâ ay nagcacaayon,
At cun biyaquín co ang hinóg na buñga
nitóng limon sutil naroon din silá,
ang tatlong larauan catulad capara
ng̃ na sa bulaclác na lirio't sampaga.
Ang lalong hindî co masayod mabuco
catás ng̃ piguíng co ang tumulo,i, dugô,
bacâ caya itó parayà at silò
bagong jardinerong umaquit sa pusò.

Dangan dî mangyari na siya,i, aloquín
aco,i. nahahalay sa sariling aquin,
cung siya,i, masdán co dî villano mandín
at dugong mataas na camuc-hâ co rin.

Na na sa mg̃a anyô't pagbubucáng bibig
asal timtiman at tauong may baít,
magandang lalaqui houad cay Adonis
niyayayà aco mandín sa pag-ibig.

Dî co naman siya mapaqui-usapan
at sa Dioses co,i, pang̃acong matibay,
retratong naualang sa ibong inagao
balang macacuha aco,i, pacacasal.

At ang emperador na harì cong amá
ang Sultan sa Tunes ay causap niya,
sa aquing retrato,i, siyang quiquita
at dito sa reino,i, ipagpepresenta.

Dî co natatantô cun alín sa lahat
sa aquing retrato ang magcacapalad,
pang̃acong matibay general Mustapat
hahanapin sa bundóc ma,t, gubat.

Ang general Neat taga Babilonia
gayón din nang̃acong hahanapin niya,
ang príncipeng bantóg sa Inglaterra
ipinang̃ang̃acong hahanap ay siya.

Cahima,t, sa yung̃íb ng̃ mg̃a encanto
pipiliting cunin ang aquing retrato,
ng̃unì Santo Ala anó cayâ itó
pusò co,i, binihag niyong ortelano.

Ng̃unì sa abá mo Rogera pag-isip
ang sinta,i, pauîin iualâ sa dibdib,
baquin ang loob mo doon mabubulid
hamac na villano ang taha,i, sa buquid.

Dilì bagá icao ang isang liuanag
dito sa Turquía ay una sa lahat,
mabuti na lamang cung siyang may iñgat
naualáng retrato na pinaghahanap.

Sa lagay malayò sa aquing acalà
macacuha,i siya sa retratong naualâ,
Mahoma cong Dios masunód co nauâ
nais nang pusò co mañga binabantâ.

Magbabalic aco sa tahanang jardín
niyong ortelanong bumihag sa aquin,
magpapacunuaring dî co babatiin
at pagmamasdán co cun ano ang gagauin.

Cung siya,i, dumulóg at maquiquiusap
ang tatlóng figura ang isísiyasat,
cun ano at gayón ang na sa bulac ác
at gayón din naman biniyac na dayap.

Cabagayan nito,i, dî co tutugutan
cun baquit ganoon ang mĝa halaman,
sacâ cun pigaín ang dayap na tañgan
ay mistulang dugô catás cung bumucál.

Siya,i, bumabâ na sa tahanang torre
nagtulóy sa jardi't siya ay namuti,
rosas at sampaga at cauili-uili
may mĝa figura para rin nĝ dati.

Sucat ñgang pagtac-hán nĝ sino mang tauo
sa Trinidad ni Santang mahal na Misterio,
alin man pitasín na sampaga't lirio
ay nalalamina ang Personang tatló.

Sa pagpapasial nĝ bunying princesa
mĝa panonood nang lirior't sampaga,
itong ortelano i, lumapit pagdaca
nagbigáy nĝ galang boong cortesia.

Biguián po ng̃ Dios ng̃ magandang arao
ang talang mariquít nitong halamanan,
cayóng tanáng rosas ay mag si paglugay
huni mg̃a ibon at mag sí pagdiuang.
Mang̃a mariposa péricos gusanos
tiguil sa pagtucâ mg̃a bung̃ang hinóg,
sa paglalambítin ay houag manulos
nárito sa jardín ang sicat ni Vanus.
Mariquít na talà dito sa Turquía
baquit po nagbalíc dini sa lagüerta,
ano pong naiuan ng̃ iyong grandesa
hayo,t. turan mo pô mahal na diosa.
Sagót ng̃ princesa houag cang mamaang
ang pagparito co at pagbabalican,
sa iyo ang aquing bilang̃ catanung̃an
himalâng naquita,i, sabihin mo't turan.
Sa mg̃a bulaclác sa torre dinalá
na pinamitás co dito sa lagüerta,
narito't masdán mo't iyong maquiquita
cahima't gutaín may tatlóng figura.
At gayón din naman yaong limóng sutil
may tatlóng figura cung aquing biyaquín.
ang tutulong catás sucat pag-isipin
at. mistulang dugô ang siyang cahambíng.
Sacâ yaong hulí namang pinitás co
ang larauang tatlo,i, hindî nagbabago,
alíng cayang pusò ang hindî maguló
a íng bait naman ang hindî malitó.
Tantóng dî co ito matanto't manoynóy
mahabà ng̃ arao aco,i, namumupól,
ng̃ mg̃a bulaclác hindî para ng̃ayón.
may mg̃a letrerong díriquit ng̃ color.

Cayâ nğa villano,i, sabihin mo't turan
cahulugán nito't manğa casaysayan,
mabuti't iyo nang talastás at alám
at naquiquilala mo ang cadahilanan.

Sagót nğ villano mahal na princesa
alín cayang dilà ang macapagbabadyá,
sa tatlóng larauan na nasa sampaga
na itinatanong nğ iyong grandeza.

Cahit hiramín co dunong ni Salomón
cay Aristótoles cabaita,t, dunong,
mahal na princesa,i, dî co po manoynóy
masabi sa iyo,i, ang dilà co,i, gahól.

Na macapagsabi sa iyong harapán
nğ na sa bulaclác na tatlóng larauan,
príncipe Gimeno ang naca-aalám
may inğat nğ iyong retratong aliuan.

Ang príncipeng yaon ay taga Cecilia
sa Cristianismong anác na íisa,
haring Belarmino't reina Cleoberia
laon nğ umalís sa poder nğ amá.

At cayâ umalís ay paghahanapin
ang may arì niyaong talì nğ panimdím,
mahal na retratong nahulog sa himbíng
na tanğáy nğ ibon na cun saan nangaling.

Sa lilim nğ cahoy siya,i, natutulog
may ibong dumapò at siya,i, naghulog,
cayâ napag uarì nğ príncipeng bantóg
at sa cahinbinğá,i, nagbigáy sigalót.

Hindî po masabi nang manğa casama
ang sagót na lamang sa Dios talagá,
ang Omnipotente tatló sa Persona
Ama, Anac, Espíritu Santo baga.

Yaon dao po,i, siya na caniláng Dios
ang dî co masabi sa iyong alindóg,
sa mg̃a bulacláe mo pong na panood
na tatlóng figura ísa ang ayos.

Sapagca po't aco ay hindî Cristiano
at bihag na dati príncipe Gimeno,
cayâ nacatanan ay nang magcaguló
sa nacuha niyang mahal na retrato.

Itó po ang aquiug masasabi lamang
sa mahal mong haráp princesang marang̃al
cayâ cun ibig mong matanto't maalaman
príncipe Gimeno ang naca-aalám.

Maring̃íg ang gayón ng̃ bunying princesa
uicà anó ito abá Santo Ala,
baquit itinulot retrato,i, nacuha
príncipe Gimeno na taga Cecilia.

Caya't nagcagayón siya ang may palad
sa aquin ay siyang dapat na mag ing̃at,
hahanapin quitá cahit dî causap
sucdang icalagót ng̃ hing̃ang hauac.

Ng̃unì pang̃acò co sa Santo Apolo
balang macacuha ng̃ aquing retrato,
siyang maghahauac baga't magtatamó
sa puri co,t, honra tunay na esposo.

Ang dahilan lamang na macasasanga
siya ay cristiano at aco ay mora,
mabuti cun siya,i, ualang sinísinta
na quinalulugdan na ibang princesa.

Ng̃unì at siya,i, may ibang catipán
ang aquing retrato ay macalimutan,
aquing aaquitin ang lahat ng̃ Sultan
at babacahin co anomang caratnán.

Mahoma cong Dios ano cayâ ito
malaquíng parayà sa aquin ng tucsó,
tila dî maualâ sa puso't loob co
matáy cong limutin bagong ortelano.
Pagpipilitan cong quitá,i, hahanapin
icao nacacuha ng retratong guilio,
itong ortelano,i, aquing paalisín
sa aquing lagüerta siya,i, papanauin.
Nguní hintáy muna Rogera,i, pagbulay
huag paalisín at tantong mahalay,
bacâ cayâ ito,i, nag-íibang lagáy
nagbansag villano't ng dî mapagnilay.
Mahangay gauín co ang lalong mabuti
ang aco,i, magsoot ng damít lalaqui,
aquing íliliħim ang pagca babayi
tutulad sa isang prícipeng bayani.
Hahanapin ngayo't upang masunduan
príncipe Gimeno may ingat na tunay,
naualáng retrato saan man humangán
sa haring amá co aco,i, magtatanan.
Ang aquing sasaquia,i, cabayong masiglá
tuloy magsasacbat ng pica,t, espada,
ang babaunin cong tuloy isasama
ang na sa bubulaclác na tatlóng figura.
Sumacay sa isang cabayong matulin
na isang oscuro pulós na maitím,
ang silla't estribo,i, dî co na sabihin
hahabang historia cun pasusurîin.
Sabihin pa bagá ng siya,i, masacay
diquít mangabayo na tila datihan,
harì't jardinero i, caniyang iniuan
nasang tutunguhin lupà ng binyagan.

Dî na napaalam sa amáng monarca
at iniuang tiquís ang reinong Turquía,
at sa caparanga,i, ng̃ dumatíng siya
pinagtulung̃an na ng̃ leóng dalauá.

Sabihin pa bagá mga paglalaban
ng leóng dalauá at princesang mahal,
ang bunying princesa sa malaquíng pagál
nalugmóc sa lupa,i, cusang nahandusáy.

Sapagca palugmóc tinauagan niya
ang canyang Dioses Apolo't Mahona,
ang iyong saclolo aba Santo Ala
aco,i, iligtás pô sa leóng dalauá.

Pagca sabi niya sa mang̃a Dioses
ang dalauang león nag ulol ng̃ bagsíc.
Dios ng cristiano ng siyang masambit
mag-asauang león ay parang piniít.

Ang uinicà niyang sabing binitiuan
Dios nang cristiano aco,i, caauan,
capangyarihan mong ualang macapantay
dî man dapat aco,i, iyong saclolohan.

Ang saclolo mo pô Dios ng cristiano
houag ipagcaít sa abang lagay co,
yamang ualang bacsíc si Mahomang Santo
aco,i, magbibinyag ito,i, pangacò co.

Milagrong paquita ng Dios na Ama
pagcasabing gayon ng buying princesa,
sabay na lumuhód ang leóng dalaua
maamong cordero ang siyang capara.

Dito pinagtibay pagsinta't pag-ibig
ng bunying princesa sa Dios sa lang̃it,
lalò nang lumuhód dalauáng leones
bigláng tinalicdán canilang Dioses.

Sa reino,i, nagbalíc ang bungying princesa
ipinag-uasacan ang tanáng lambana
ang Dioses nilá i, minurang lahat na
at pinagtatadtád ualang itinirá

Aniyá ay 'sayang nang mga pabangõ
sa hapo't umaga,i, isinusuob co,
ó Mahomang tacsíl at icao Apolo
cayó pala,i, campón nang mga demonio,

Sa manga pagmura at manga paglait
ng bunying princesa sa manga Dioses,
ng sa amá niyang ito ay mabatíd
nag-utos na agád na ipinaraquíp.

Ang uicà ng harì na ipinangusap
sa mga dioses baquit ca nangahás,
dî mo bagá tanto't iyong natatatap
si santo Mahoma ay una sa lahat.

Sagót ng princesa ó poon co't amá
dî co pagsouay sa iyo't pagcontra,
ang Dios po natin ay ualáng halagá
sa cristianong Dios doon ca sumambá.

Bagcús na lubhâ ang malaquing galit
niyong emperador sa anác na ibig,
linaguiang sentencia na sacdal ng bangís
sa icatlóng arao puputlán ng liig.

Iniutos nangâ ng haring marangal
sa mga de guardiang campon niya't caual,
sa cárcel piitín ang princesang mahal
puputlán ng ulo sa icatlóng arao.

Dinalá na nganì nang mga balauís
itong sentenciada na cahapis-hapis,
palibhasa,i, utos ng haring mahigpít
doon sa castillo pagdaca,i, piniít.

Sa pagcabilangô ng bunying princesa
siya,i, nanaghóy sa Dios na Amá.
Dios ng cristiano,i, aco,i, umaasa
magcamít ng auà madlâ mong calará.
Dî man dapat ó Dios cong ibig
sa mahal mong tulong aco,i, nangangapit,
mamatáy man aco,t, hininga,i, mapatíd
ang agua bautismo,i, mangyaring magcamít.
Ipagcaloob mo Dios ng cristiano
na camí magquita príncipe Gimeno,
iturò ng daan maglagós parito
príncipeng may ingat ng aquing retrato.
O príncipeng bantóg anong samang palad
na aco at icao dî na magcaharap,
balisahin ca rin aco,i, mapangarap
na upan din lamang quitá,i, macausap.
Ipagparito co sa manga consejo
ang lahat ng grandes malaquí ang guló,
hindî mapalagay ang hingi,i, apelo
ang princesa nila,i, sentencia mabago.
Lumacad pagdaca ang consejong lahat
sa haráp ng harì ay sabáy nangusap,
aming emperador monarcang mataás
sentencia,i, iurong princesa,i, patauad.
Itapon na lamang sa bundóc at parang
duquitin ang mata't doon siya iuan,
at yaon ang ucol sa canya,i, bágay
houag ang pataín na siya,i, pugutan.
Sinunód ng harì ang gayóng padecer
princesa,i, itapon matá ay duquitin.
doon sa maraming hayop na souaíl
leones at tígres at vívorang tacsíl.

Anong magagauâ ng babaying tauo
datnán ng sentencia at bigláng suceso,
tambíng inilabás na ualang apelo
dinalá sa parang nang mga verdugo.

Ang uicang panaghóy ng bunying princesa
paalam na aco imperiong Turquía,
pagquinulang palad abang si Rogera
dî na masaulî yatang magbalíc pa.

O torreng tinahanan at catreng linalic
binatbát ng guintô at mga corales,
baníg cumot, unan mga pavellones
ito na ang uacás ng dî pagcasilip.

Balcong panungauan sa touì-touì na
paalam sa iyó abang si Ragera,
manga caulayao casiping na dama
paalam na aco at ito na ang hangá.

Paalam na amáng marunong mag-ampon
maalam magmahal at magcandong-candong,
amá,i, maauà ca,t, pacundangan ngayón
cay ináng namatáy ang puso,i, ilingón.

Cun buháy ngâ sana ang poon co't iná
hindî itutulót ang yaring sentencia,
cun sa caparangan aco,i, bulagin pa
ano cayang aquing masasapit baga.

Aba mga langit Dios ng cristiano
icao ang bahalà dito sa lagay co,
yayamang malaquí ang mga auà mo
aco,i, mora ngayo,i, paquingan mo.

Dî man dapat aco Dios na íisa
lubós ang pag-asa't pagsampalataya,
na íisang Dios at tatló sa Persona
na sa ortelano na sabi at badyá.

Sa pagnanasà cong aco,i, mabinyagán
siyang naguíng dahil cayâ hinatulan,
isá pa sa roon paghanap co namán
sa aquing retratong sa ibong inagao.
Panaghóy na ito,i, nariringíg palá
niyong jardinerong may ingat na sintá,
dî na quinalingà ang lirio't sampaga
at parang sinacsác dibdib ng espada.
Nalis sa lagüerta't nagtulóy sa parang
sa manga villano na pinaghabinlán,
ang damít príncipeng dating cagayacan
turbante at murrión bagáng casangcapan.
Ng macapagdamít ang bunying príncipe
nang vestido niyang cagayacang dati,
sumacáy sa isang cabayong mabuti
parang limbás mandín ang tulin at licsí.
Nag-abang na siya caramihang daan
sa mga verdugo na pagdaraanan,
ang bunying príncipe ay doon naghintáy
sa rigor cucunin ang princesang mahal.
Ipagparito sa manga verdugo
uicà sa princesa lacad aba tayo,
sagót ng may sala hintáy muna cayó
ang paá co,i, tila may pátao na bató.
Ang uicà ng harì na ipinagsaysáy
lacad na verdugo't cayó,i, sasamahan,
ng labíng dalauang soldadong matatapang
bihasa sa gubat at manga datihan.
At cun dumating na parang na malauac
cacapalang hayop leóng mararahás,
ang dalauang matá ay duquitin agád
at houag alisín sa camáy ang posas.

Ilinacad na ngâ nang mga soldado
ang bunyíng pricesa,i, hauac ng verdugo,
ang paglacad nilá ay halos itacbó
paá ay may grillos na bacal na puro.

Malauac na parang ng dumatíng doon
príncipeng bayani sila,i, sinalubong,
soldado't verdogo,i, pauang hinandulóng
ang cahalimbaua,i, malacás na lindól.

Bulalacao mandín ang siyang capara
licsíng manandata na hindî masangá,
princesa Rogera ay naagao niyá
sa mga soldado't verdugong lahat na.

Natadtád ng sugat ang mga soldado
at napatáy niya dalauang verdugo,
pauang umilandáng ang cugon at damó
sa yabág at lundág príncipe Gimeno.

Nagsitacbóng lahat ang mga soldados
sa príncipíng bunying malaquí ang tacot,
ano,i, ng dumating sa harì sa Turcos
tinanong cun baga ang utos ay nasunód.

Sa mga soldadong sagót na tinuran
bunying emperador na iguinagalang,
anác mong princesa sa ami,i, naagao
ng isang bayaning sacdal catapangan.

Narito pô at camí ay pauang may sugat
dalauang verdugo,i, pinatay ng sucab,
cun pagsabayan po,i, licsíng mangingilag
na hindî sayaran ng dulo ng armas.

Sa aming pong masid at boong acalà
yaon ang villano na iyong alilà,
ang tindig at quias at tabas ng muc-hâ
ualang pinag-ibhan at tila siya ngâ.

Ang uicà ng harì sa lagüerta,i, tingnan
at cun ualâ roon siya na ngang tunay,
ay nang hanapin uala't cun nasaan
ang galit ng harì ualáng pagcasiahan.
Agád nagpagayác ng isang armada
bucod ang sa dagat at sa catihan pa,
ang yaring sintencia pena de la vida
cun saan abutin quitlán ng hiningá.
Ibalic co muna sa bunying príncipe
sila ng princesa ng magcasarili,
ang isa,t, isa ang toua,i, malaquí
at nagpasalamat sa Dios nagpuri.
Mahal na príncipe anó ang igantí co
handóg co ngayón sa camahalan mo,
cun dî ang bulaclác may larauang tatló
na sinasalitang Dios ng cristiano.
Alín cayang pusò ang dî maligaya
sa pagcaligtas co sa yaring sentencia,
cun hindî po icao Dios na íisa
ay duquít na sana yaríng aquing matá.
Mahal na príncipeng sacdal catapangan
daíg mo,t, tinalo ang balitang Roldan,
si David ca yatang sa gigante,i, natáy
sa boong Gran Turco,i, naguíng casabihán.
O bacâ icao po ay si Pantinople
príncipeng marunong sadyáng tapang licsí,
ó bacâ icao ay si Alejandre
sa reinong Moscobia bantog na bayani.
Bacâ icao yaong aquing quiniquita
príncipe Gimeno na taga Cecilia,
balita ng tauo na ipinagbabadyá
na ang retrato co,i, siyang nacacuha.

Anhín co man ngayón cun minsa,i, icao rin
yaong jardinerong nagbirô sa aquin,
baquit cayâ bagá nagpapacailíng
nagtiís ng hirap na hindî mumunting.

Cayâ po abutín, aco man ay mora
itóng nacayanang gantí sa canyá.
ang tatlong larauan na na sa sampaga
tangapín mo na pô't pagdamutan niya.

Guinauad pagdaca ng bunying principe
lumuhód at sacâ gayón ang sinabi,
ó Dios na Poon nitóng boong Orbe
dî man dapat aco,i, napacacandili.

Salamat sa iyó ó Dios na poon
daquilang auà na quinamtán ngayón,
sapiao at baluti ng mahal mong tulong
na sino ma,t, alín na morong hahabol.

Yamang icao po ang Padre Eterno
Dios Amá, Anác, Espíritu Santo,
sapagca Persona bagá man at tatló
íisa ang tunay Dios na totoo.

At sacâ nagtindíg niyaong pagcaluhod
niyong matapos ng magpuri sa Dios,
uicà ng príncipe larauan ni Venus
ano't nag-eclipse sinag ay lumubóg.

Abá pinopoon ng boong Turquía
na sinusucuban ng sanglibong dama,
aco namang yarí ay doon mapara
aco,i, sumusunod sa daquít mo't gandá.

At gayón din naman na maguíng bisool
sa pusò mo,t, loob masangsang na lason,
ang refran ni Dåvid aquing tinutuntón
bibig ang magsabi ng pacay at layon.

Ang sinta,i, cun tupdín aní Hipócrates
sa dibdib ay bacâ sa hininga,i, matíd,
sa Dios ay sala at sising masaquit
itataghóy co na at ipagsusulit.

Ang bagay na ito,i, ng dî co maratíng
mabunying princesa ilao nang panimdím,
parang masayá dito co ihambíng
sintá co sa iyo,i, aquing sasabihin.

Pagcacuha co ng̃ mahal mong retrato
ang pusò co,t, loob ay pauang nagulô,
tiquís cong iniuan ang layao sa mundó
pinaghanap quitá t pag-ibig sa iyó.

Cayâ aquing poon mahal na princesa
tangap magdalitâ ang alay 'cong sintá,
Santa Barsilisa,i, doon ca pumara
sa cay San Ulanong pag-ibig ng una.

Tormentadong pusò na napa-aauà
nang sa jardín pa,i, malaquíng dálitâ,
saguip sa daluyong at siguang gahasà
icao ang timbulang icapapayapà.

Aurorang Poon co at Ninfang mariquít
nihag cay Salomón sumirà nang baít,
aco,i, saguipín mo daan nang matouid
yamang sa magalíng ang hangád co,t, nais.

Uicà nang princesa ali,t, sino cayâ
ang macatatanguí sa iyong acalà,
yamang sa magalíng ang inaadhicâ
aco i, paaayo't malaquí cong touâ.

Mahal na príncipe bunying D. Gimeno
nacacuha niyong mahal na retrato,
sucat cang umasa aco,i, iyong iyó
aquing sinasacsí Dios ng̃ cristiano.

Ang bucod sa rito ang iyong isípin
nag damít lalaqui't quitá,i, hahanapin,
sa auà nang Dios quita,i, naquita rín
ang signos planetas ang siyang dumatíng.

Nang iyong matantô tunay cong pag-ibig
damhín ng camáy mo't idampî sa dibdib,
manga catouaa,i, dî maisip isip
ang cahalimbaua,i, nagcamít ng langit.

Tuloy nag-agapay ang dalaung sintá
ang nagpapanayam príncipe't princesa,
muntí t malaquíng manga avecilla
sa guitnâ ng parang humuni't cumantá.

Sa pagpapanayám dalauang sing-ibig
príncipe Gimeno toua,i, dî mumuntíc,
ang cahalimbaua,i, nagcamít ng langit
sa quinamtán niyang laong ninanais.

At sacâ lumacad na sila,i, nagsabáy
sa tabí ng batis ay doon humangán,
ang acalà bagá ng príncipeng mahal
ang bunying princesa,i, doon bibinyagán.

Lumusong pagdaca at doo,i, humanap
nang tubig ay ualâ cahit cacapatác
may naquita sila na isang palanas
sa tabí ng batis ay siyang sinacsác.

Dulo ng espada ng príncipeng mahal
sacâ tiningalâ yaong calangitán,
Dios na Poon co aco,i, caauaan
sa oras na itó ng tubig ay biguian.

Yayamang laganap auà mo sa tauo
aco,i, caauaan Dios na Poong co,
itulad mo na pô cay San Isidro
malinao na tubig bumucál sa bató.

Ang mga casama,i, ng datnán ng uhao
ng mahal na Santo sa guitnâ ng parang,
Dios na Poong co ay iyong tulutan
sa buháy na bató tubig ay bumucál.
Sa mahal na Santo tungcód ay mariquít
bató,i, ng sacsaquín ay lumitao ang tubig,
camíng alipin mo,i, doon mo iparis
bautismong gagauin princesa,i, magcamít.
Nang lalong tumibay sa iyo,i, pagsintá
nitóng pabibinyág irog cong pricesa,
ang agua bautismo,i, cun maçamtán niyá
aanod na lahat ang minanang sala.
Ano,i, ng matapos manga panalangin
ang batóng palanas nulíng tinumbóc din,
ng tangang espada,i, hindî man nagmalio
cundî ng icatlóng canyang tumbuquín.
Sa icatlóng tumbóc ng espadang tangan
ang bató,i, pumutóc tubig ay bumucál,
tatlóng paris paris ang pinagmumulan
ang balong ng tubig camuc-hâ,i, cristal.
Ang cahalimbauà at nacacapara
yaong tatlóng ilog bumucál ng una,
sa silong ng bahay Santa Catalina
na nacalaganap lupang Palestina.
Siya ngang catulad nito't cabagay
ang na sa sampaga na tatlong larauan,
na sa tatlong tumboc ng príncipeng mahal
tatló namang agos bumucal na sabáy.
Sacâ pinaluhod ang bunying princesa
príncipe,i, sumaloc ng tubig at nuha,
sa ulo,i, binusan ang ngala,i, María
sa ngalan ng Dios na tatlóng Persona.

Ano,i, ng matapos ang ulo,i, nabusan
ng agua bautismong camahal-mahalan,
diquít ng̃ princesa,i, lalong naululan
naalís na lahat salang original.

Lalong ipinaguaguí at ipinanalo
nang bunying princesa sa mga anito,
ang ngalang Maríang nacapang lúlumo
sa sucáb at tacsíl na mga demonio.

At sacâ nagtindíg princesa sa luhód
at nagpasalamat sa Poong cay Jesús,
uica sa príncipe ó poong co't irog
iturò mong lahat gauâ ng̃ cristianos.

Ang ngalang María anong cahulugán
na itinauag mo ng aco,i, binyagán,
at iyong inalís Rogera cong ngalan
sa aqui,i, sabihin ng aquing maalaman.

Sagót nang príncipe ó sintá co't ibig
talì nang hiningá't cordeal sa dibdib,
ang ngalang María nang iyong mabatíd
aquing sasabihin icao ay maquinyíg.

Cayâ paquingan mo't pupunuan co ná
ang devocionin mo calaguio mong santa,
ang pangalang ito ay lilimang letra
nagbuhat sa isip ng Dios na Amá.

Ng hindî pa yarì ang lupa,t, langit
ang ngalang María,i, sa Dios inísip,
na mag-aarugâ at magtatangquilic
sa Divino Pastor nitóng sangdaigdíg.

Yaon ngâ ang siyang segunda Persona
sa tiyán nang Vírgen ay doon tumirá,
bagá man ang Vírgen sabi may asaua
yaong pagca Vírgen hindî nag-iiba.

Nanaog sa lupà at siya,i, humadláng
sa salang minana sa nunong cay Adán,
Espíritu Santo ang siyang naglaláng
sa tiyán ng Vírgeng camahal-mahalan.
At camuntíng dugô ang siyang quinuha
sa tiyán nang Vírgeng si Santa María,
guinauang catauán sangol na magandá
na isang lalaqui na caliga-ligaya.
At sacâ guinauâ calolouang mahal
sa catauáng yaon doon inilagáy,
ang Dios na Amá ang siyang nagpísan
sa pagca Persona caloloua't catauán.
Poon datapua't hindî matatapos
dî magcacaiba yaong pagca Dios,
cayâ ngâ,t, sabi at uica sa Salmos
*qualis Pater talis Fitius, talis Espiritu Sanctus.*
Yaon ngâ ang siyang paglilihíng ganáp
nang Vírgen Maríang ualang casingdilag,
Vírgen nang dî pa siya nanganganac
at Vírgen din naman ng macapanganác.
Rosas na mabangó at sadyáng sampaga
na dî natutuyô at dî nalalantá,
na sa Monte Oreb ay doon naquita
sa ningas ng horno ay dilì mapag-ibá.
At siya rin namán ang talang patnugot
ng nagsisilayag sa guitnâ ng laot,
matibay na cutang hindî mapapasoc
ng lilo at tacsíl na mg̃a demonios.
Ang M. sa punò nang ngalang María
cahulugan nitong naguíng significa,
maauaing lubós at misericordia
sa naunang letrang aquing sinabi na.

Icalauang letra,i, A. cun turingan
significa nito,i, manga casaysayan,
Astrong luminares Abogadang mahal
arco iris ng langit pinid sa cadiliman.
Ang icatlóng letra pangalan ay R.
cahulugan nito,i, huluing mabuti,
Rosas na mabangó na cauiliuili
regla at materia sa gauang maigui.
Icapat ay I. ang pangalan nitó
ay ang cahulagan Ináng masaclolo,
Ináng bucód pilì tangì sa sang mundo
ibong penis mandín ó ang pelicano.
Yaong letrang A. na sa catapusán
pangalang Maríang camahal-mahalan,
cahulugán nito,t, manga casaysayan
Aurora sa langit at caliuanagan.
Itong limang letra yamang nabuô na
palalaguian co rin ng boong sustancia,
ang María,i, gracia sa mangã caloloua
ang sino ma't alín sa canya,i, manintá.
Cayâ ang uicà co princesa cong irog
ang Vírgen María,i, devocioning lubós,
at pintacasing sa canya,i ihandóg
ang tapát na suyo't mangã paglilincod.
Hindî co masabi't masayod ng dilà
at aco,i, alangáng macapagsalitâ,
yaong camahalan na hindî cauasà
ng iyong calaguiong Vírgeng daraquilà.
At siya ang Harì ng Santo at Santa
at *Regina Virginum domus aurea,*
cay Beato Ulanong lubós na naquita
ang mahal na Vírgen ng coronahan na.

Sa pananalangin ni Ulanong mahal
sa canyang cueba ng sábadong arao,
parang nacatulog siya,t, nanaguimpán
caloloua niya,i, sumacalangitán.

Doon napanoód nang Beato Ulano
niyong iputong ang corona sa ulo,
sa mahal na Vírgen ng Personang tatló
at sacâ binatì nang uicang ganitó.

Ang Dios na Amá ang bumating una
aniya,i, Anác cong bucód sa lahat na,
sa mąnğa babayi na pinagpalà ca
sumunód ng aquing utos na balan na.

Sumunod bumatì yaong Dios Anác
mahal na Iná cong sa aqni,i, naghirap,
na caramay damay sa dálitang ganap
halina Iná co,t, ang dibdib co,i, yacap.

Espíritu Santo sumunód nagbadyá
ó guiniguilio cong mahal na Esposa,
bantóg ng Simbahan ng Trinidad Santa
salang original ay hindî nagmamama.

Sumunód gumayang nagpuri't nag-auit
ang siyam na coro na manga Angeles,
Virtudes Serafines at Dominaciones
tuang dî matapos sa gloria ng Langit.

Sacâ ng mabatì niyong corong siyam
ang pitóng Vírtudes ang pumuri naman,
na ang batì nilá na ipinatanghal
abá Ináng Vírgeng calinislinisan.

*Ave Filii Dei Patri*, ay ang batì nila
*Ave Mater Dei Filii*, ng Anác mong sinta,
at nğ Espíritu Santo mahal na Esposa
*Ave tu est Beata inmaculada.*

At labíng dalauá na manga bituin
tampóc sa corona ng mahal na Vírgen,
luminaria mayor ang sa paang sapín
at ang inauac pa,i, arao na maningníng.

Isa pa sa roon irog cong princesa
may labing-limá pang mga piling dama,
tigsampong bulaclác ang canilang dalá
na candóng sa barò na mga sampaga.

Sa haráp ng Vírgen isinasambulat
ang aquing sinabi na manga bulaclác,
sacâ nang maalís sa baro,i, malaglág
sa reino ng Usma ay doon pumatác.

Siyang pagcacacuha ni Santo Domingo
unang nacatanao si Beato Ulano,
sacâ iquinalat sa manga cristiano
sampagang napulot na quince misterio.

Sa tauo sa lupa,i, ualâ cundî silá
ni Beato Ulano siyang nacaquita,
coronacióng mahál ng Virrgeng María
sampagang napulot sa ciudad ng Usma.

Siyang nagcapalad na para ni Jacob
nabucsán ang langit na bahay ng Dios,
touà ni Ulano,i, dî matapos-tapos
gayón ang pahayag ng maraming Santos.

Tandaang magaling irog cong princesa
camahal-mahalang calaguio mong Santa,
at ang sinabi mong labinglimang dama
ang ama ng cuintas ang siyang capara..

Ang Santo Rosario na cahalac-halác
sa reino ng Usma ay doon natanyág,
labinglima bagáng misteriong marilag
ng mahal na Virgen Iná ng Mesías.

Ang pagcatotoo princesa cong mahal
si Santo Domingo cuintas ang tangan,
at ang Amá niyang si D. Felix de Guzman
sa mahal na Virgen loob ay matibay.

At gayón din naman ang canyang Iná
sa Santo Rosario hindî sumasala,
aquing sasabihin mahal na princesa
ang ngalan ng Ina,i, Santa Juana da Aza.

Sa reino ng Usma daquilang guinoo
at capouâ mahal ang dalauang itó,
sila ang nagturò cay Santo Domingo
pagsinta sa Inang Virgen del Rosario.

Itanim sa pusò mahal na princesa
ang Santo Rosario gauín mong devota,
sa quince Misterio ang limang nauna
yaong limang touà ng Virgen Maria.

At sacâ ang limang sumunód na bilang
Misterio sa hapis ng Vírgeng marangal,
icalabing limang uacas catapusan
yaong loual hating Misteriong marangal.

Bucód pa sa rito mahal na princesa
may pito pang saquit ang Virgen Maria,
puñal na tumimò sa dibdib tumirá
dahilang cay Jesús niyong pagdurusa.

Yaong icalauang mahal na Personas
ng iyong naquita dayap mong biniyac,
ang nalalarauan sa manga bulaclác
nanaog sa lupa't nagtiís ng hírap.

Doon sa Calvariong bundóc na mataríc
hiningá ni Cristo ay doon napatid,
sa Sacromadero doon isinabit
at tulóy sinibát ilalim ng dibdib.

Ibabâ ng suso taguilirang canan
ang Poon si Jesús doon tinamaan,
lumabás na dugô tubig ang caramay
capitáng sumibát ay natilamsican.
Ang caliuang mata,i, malabò at bulág
niyong si Longinos capitáng sumibat,
ang dugô ni Jesús ano,i, sa mapatac
naidilat nanga't liminao at sucat.
Sa dugô at tubig na nagcacalahoc
tumamà sa matá niyong si Longinos,
doon ngâ nagbuhat nangaling na lubós
camahal-mahalang pitóng Sacamentos.
Pitóng Sacramentos na ipinagbadyá
aquing sasabin icao ay manainga,
ngayo,i, dalisain ang pangalan nilá
ng iyong matantô mutiang sinisinta.
Tugón ng princesa,i, dî siyang salamat
nang maquilala co,t, aquing matalastás,
uicà nang principe icao,i, maquimatyag
aquing sasabihin ng iyong matatap.
Yaong matalinong Doctor San Agustin
pitóng Sacramentos may tago't may angquin,
pinagcalooban ang sino ma,t, alin
isang argumentong sa binyagan sundin.
Unang Sacramento ang siyang pangalan
ang Santo Bautismong camahal-mahalan,
na sa calolouang lunas cagamutan
at nacacapauì salang original.
At ang icalauá nitóng Sacramento
ay ang cahulugán ang Santo Confirmo,
yaong pagcucumpil tandang pagcahustó
ng ating quinamtan sa pagca cristiano.

At yaong tatlóng Sacramentong mahal
mabunying Confesión ang siyang pañgalan,
ang tauong magsisi't sala,i, icompisál
ay ang casalana,i, tauad ang cacamtan.
Yaong Sacramento namang icaapat
Eucaristia ang pañgala't tauag,
na cataua't dugô ni Cristong naghirap
panghugas sa sala ng sa tauong lahat.
At ang Sacramentong bilang icalima
ay ang Extremaunción ang mahal na lana,
gamot sa cataua't ating caloloua
basbas sa demoniong lilo,t, palamara,
At ang icaanim Sacrametong mahal
ay ang cahaliling Orden Sacerdotal,
na lagac ni Cristo sa mundong ibabao
na magpapatanyag nang canyang aral.
Icapitó naman nitong Sacramento
siyang catapusan ngala,i, Matrimonio,
pinangagalingan ng Papa't Obispo
Cardenal at Padre t haring coronado.
Itong icapitong bulaclác na mahal
sa Santa Iglesia cathâ at linalang,
ang siya ta ngayong nasà cong macamtan
magtamó nang graciang caloob sa tanán.
Malaquí ang touà ng bunying princesa
sa manga pangaral ng casi at sinta,
dî co pag-aanhin dumating pagdaca
ang mga soldadong habol sa canilá.
Ano,i, ng maquita príncipe Gimeno
ang dami at capal nang mga soldado,
nanicluhod siya't ang uica,i, ganitó
saclolohan Dios yaríng alipin mo.

Ang misericordia at mahal mong tulong
houag ipagcaít auà mo,i, ilingón,
at tila ito na ang soldadong habol
na lumilipana't dami,i, ualáng gayón.
Cayâ Poong Jesús bunying Dios Anác
tumubos sa sala nang sang maliuanag,
camí itulad mo sa Isrealitas
ng sa pagtatanan ay houag masabat.
At gayon din naman ng pagpalain mo
tatlong mg̃a batà sa ningas ng̃ hurno,
at yaong si Daniel sa león at oso
camí ay matulad ó Poon Dios co.
Sa Profeta Jonas cami po,i, ipara
nang siya,i, lamunin nang isang ballena,
at gayon din naman yaong si Susana
ipinagtangol mo.t, ipinag-adyá.
Ang Infanta Judit ay gayon din naman
Jesús na Poon co ng maquipaglaban,
sa tulong mo,t, auà victoria,i, quinamtán
ang cay Olifernis na ulo,i, pinugay.
Alang-alang na po ó Dios cong Poon
sa apdó at sucà na iyong ininom,
at coronang tinic sa iyo,i, naputong
sa mahal mong ulo,i, tumimò at bumaon.
Saclolohì aco mataas na langit
ang soldadong habol sacdal ng bibilis,
cayâ po Dios co cami itangquilic
sa mga caauay morong malulupit,
Cayâ catatauag sinta cong princesa
dalangi,i, dagdagán sa Virgen Maria,
maguing sanglacsâ man ang taga Turquia
dî pang̃ingĩluhán nang aquing espada.

Inabutan silá nang soldadong habol
na siyam na libong pauang manga león,
ang ano mang damó mayapacang cugon
cahima't sariuà ay mangaluluoy.

Licsíng dî hamac manga cabataan
caparanga't bundoc nalalaganapan,
agád sinalubong nang príncipeng mahal
na ualáng panganib cahit camuntî man.

Nang magtagpô silá niyong ejército
nagdilím ang arao na sicat ni Febo,
sa dugo,i, naglutang cacapalang ulo
ng nangamamatáy lilong mga moro.

Licsíng mamiyapis tila bulalacao
príncipe Gimeno nang paquiquilaban,
ang balang abutin nang espadang tangan
sa golpe nang tagâ umiilandáng.

Bangcáy ay naghalang magcabicabilâ
tilamsíc nang dugô ay hindî nagtilà,
ang mga catauan ng morong cuhilâ
ang malaguiang damó ay nananariuà.

Labíng tatlong oras siláng nagbatalla
ang camuc-ha,i, quidlát caniláng espada,
sa tagâ at ulos na dî macacaya
ang abuta,i, putól cahima,t, espada,

Manáng sa princesang ito,i, matanao
tila nanghihinà ang sinta at búhay,
siya,i, nanalangi't canyang tinauagan
ang Dios na Amá,t, Vírgeng maalam.

Nanicluhód nanga't siya,i, nanagano
sa Omnipotente at Padre Eterno,
ó Dios na Amáng todopoderoso
biguian mo pong lacás ang sinta't buhay co.

At icao po naman ó Vírgeng Santísima
bucál ng liuanag calaguio cong Santa,
pacundanganan na po cay Jesús na Amá
príncipe Gimeno,i, iyong ipag-adyá.

Doon sa pagtauag at pananalangin
ng bunying princesa sa mahal na Vírgen,
may cumantang voces na caalio-alio
sa Langit na Gloria ay doon nangaling.

Caligaligayang voces na nangusap
ang bunying princesa mata,i, ng ilingap,
ang catacataca't caguilaguilalás
ay may tatlóng batong sabáy na nalaglag.

Puputíng dî hamac tatlóng mabibilog
na magcacaparis sa Langit nahulog,
manang sa princesa ito,i, mapanood
agád sinungabán sabay na dinampót.

At sacâ tinimbang ng bunying princesa
ang isa,i, catimbáng ng batong dalauá,
ang dalaua nama,i, catimbang ng isa
cahit pagpihitin ualang hulí't una.

Hindî mapaghacà ang bagay na yaon
loob ng princesa,i, luminga-lingatong,
baquit may panganib ang isa sa roon
sa cabacang morong sa canila,i, habol.

Umulit na namán cumantá ang voces
mahal na princesa,i, lubayan ang dibdib,
yaong tatlong bato,i, gauín mong panghaguis
ang viva victoria nang iyong macamit.

Ang isang bitiuan ihaguis mong bató
papatáy ng hustong tatlong libong tauo,
at ang icalaua nama,i, tatlong libo
at tatlong libo rin yaoug icatló.

Princesa,i, madalî sa voces na badya
sa sinta mo,t, irog ay sumaclolo ca,
iyong tatlong bato na iyong nacuha
catulad cauangis ng tatlong Persona.
Na iyan ang siyang magbíbigay hírap
at magpapasaquit sa calabang lahat,
at sacâ nanalâ voces na nangusap
ang princesa nama,i, agad ng lumacad.
Guinicbán na niya ang príncipeng irog
sa pagbabatalla at paquiquihamoc,
ng ihaguis na niya bato,i, ilambanog
sabihin ang dami namatay na Turcos.
Tantong dî sumala ang sabi ng letra
sa tatlong paghaguis ng bunying princesa,
ang siyam na libo na morong cabaca
naubos napatáy isa ang natirá.
Ang natiráng ito,i, siyang nacabalic
sa harì sa Turco,i, siya ang nagsulit.
sabihin pa bagá ang malaquíng galit
niyong emperador ng ito,i, mabatíd.
Nag gayác ng isang malaquíng armada
at ang emperador ang siyang casama,
ang soldadong abay marami sa una
at ang babacahin ang reinong Cecilia.
Aquing pabayaan lumacad na hocbo
buhay ng princesa ang sasabin co,
at gayon din naman príncipe Gimeno
malaquí ang touà niyong pananalo.
Silá ay nagpuri sa Trinidad Santa
at gayon din naman sa Virgen Maria,
puri ng matapos nag-angcás na sila
sa cabayo,í, nouî sa reinong Cecilia.

Dî naman nalaon ay sila,i, dumating
sa lupang Ceciliang tica ng panimdim,
at sa puerta real huminto't tumiguil
sa soldadong bantay principe,i, nag-orden.

Hayo ca aniya at pa sa palacio
at iyong sabihin sa haring amá co,
cami salubungin nang boong consejo
at lahat ng grandes sa loob ng reino.

At gayon din naman ang lahat ng dama
condesa at sampo nang mga marquesa,
mangagsi-abuloy at umabay sila
sa pricesang mahal galing sa Turquia.

Gayon din sa reinang iná co,i, sabihin
ang sinag ni Venus ouî cung bituin,
pagcasabing gayon lumacad noon din
soldadong despacho sabihin ang tulin.

Nagtulóy pumanhíc sa real palacio
yaong inutusang matuling correo,
matantò ng reina toua i, mago't mago
lalò ang haring si D. Belarmino.

Sa oras ding yaon gumayác pagdaca
yaong Soberanong harì sa Cecilia,
at sampô ng reinang Doña Cleoberia
at sasalubungin príncipe't princesa.

At sacâ naghandâ ng porlong maningníng
na paglulùlanan sa bagong dumating,
guimbal ay tinugtóg pífano at clarín
sa lahat nang calle músico,i, nasalio.

May mga damascong tabing sa bintanà
ang manga dalaga tagláy ay bandilà,
sa manga lasangan arco,i, nacacanâ
boong sang Cecilia,i, malaquí ang touâ.

Nang magcapisan na,i, lumacad na rito
sa hulí may marcha na manga soldado,
nangag guiray guiray turbante sa ulo
bucód ang de á pie at de á caballo.

Madali't salitâ,i, dî co pag-aanhin
príncipe't princesa,i, sinapit dinating,
ang isa at sa,i, ang toua,i, sabihin
lalò na ang reinang iná niyang guilio.

Agad inacbayan condesa't marquesa
ang princesang galing sa imperiong Turquía,
sacâ isinacay sa isang carrosa
ang nangag si hila ay purong dalaga.

Ang mahal na reina siyang caagapay
at may manga dama licora't harapan,
ang manga casama,i, marami't macapal
pauang mga pilì purong purong mahal.

Nangag si lacad na't palacio'i tinungo
ang matanda't bata,i, pauang nagcaguló,
ang tambol, clarines at mḡa pífano
sa hihip ng hangin ay naquiquitono.

Cañón sa muralla ay nagsalva real
sa malaquing touang ualang macabagay,
may mga linterna ang loob ng bahay
at may colgadura ang mga lansangan.

Dî co pag-aanhin ay nang dumatíng na
sa palacio real nangag si upô na,
dî caringat-dingat dumating pagpaca
yaong embajador na taga Turquia.

Aso manding ganid ng tinahol-tahol
pagharáp sa harì nitong embajador,
sacâ isinaysay ang sadyâ at layon
ang aming general bunying emperador.

Aniya,i, ó harì bunying Belarmino
patí cayong lahat naritong consejo,
ngayon di,i isucò ang corona't cetro
ng hindî mapucsâ cayóng Ceciliano.
At sacâ ang aming hanap na princesa
anác mong príncipe lilo't palamara,
putlán mo ng ulo at isa bandeja
sa aming general iyong ipadalá
Ng hindî magdoop ang malaquíng galit
emperador namin matapang mabañgís,
harì quilanlin mo,t, ng iyong mabatid
hampás sa cristianong magbibigay sáquit.
Ang sang lacsang onzang mga guintong lantay
ay iyong isama sa ami,i, ibigay,
maguíng palit bagá utang na buhay
ng̃ aming princesa't ng príncipeng hunghang.
Manga pagsasayá ninyó ay itiguil
ang reinoi,i, maglucsâ at bacâ dumating,
quilabot sa mundong emperador namin
sucat na luhurán at iyong sambahín.
Harì sumagót ca at cayong consejo
sa lahat ng bilin ng emperador co,
ang sagót at uicà haring Belarmino
dulo ng espada ang iaalay co.
Di na itinuloy ang daquilang fiesta
princesa't príncipe cacasalin sana,
at ang idinaos ang paquiquibaca
haring Belarmino sa taga Turquia.
Yaong embajador agad pinaalis
papatayin sana sa malaquing galit,
dangan masisinsáy sa totoong leyes
at dî ipahintulot alin mang matuid.

General sa guerra príncipe Gimeno
at sa embajador na nayaring trato,
agad iguinayác yaong ejercito
sa icatlóng arao lalabas ang hocbó.

Ano,i, nang dumating ang icatlong arao
at sumapit na nanga ang arao na tipan,
ang dalauang hocbó,i, nagsumpong pagcuan
lilong mĝa moro siyang napipilan.

Sa pananagang camuc ha,i, buhaui
manga Ceciliano at bunying príncipe,
namatáy na moro sabihin ang dami
iba,i, nagtaanan cayâ nacalibre.

Sa armadang yaon at pagbabatalla
di himiualáy ang bunying princesa,
canyang nasumpong ang guilio na amá
marami ang sugat at nalulugmoc na.

Hindi na natiis canyang dinulog
aniya,i, amá cong iniirog-irog,
baquin nahigá ca,t, diya,i, nalugmóc
sa lupang malamíg at manga alabóc.

Dilì bagá icao ang poon co,t, amá
na pinapanginoon sa reinong Turquía,
tulutan mo acong sugat mo,i, madama
camáy ng anác mong sala mong maquita.

Ano,i, ng maringig ng amá ang gayón
ang tapat na hingì ng anác na bugtóng,
agad napa óo damhín mong hinahon
parang himacás sa buhay co ngayon.

Hinipo-hipò na ng bunying princesa
pinaghaplos-haplos ang canyang amá,
diua,i, uacás ngayon nitong pagquiquita
paghingá co mandín ay nangangapos ná.

Uicà nang princesa amáng liniliyag
samò co sa iyo icao ay magbinyag,
lisan si Apolo si Mahomang sucáb
sambahin ang Dios ng̃ cristianong lahat.
Yaong si Mahoma, Apolo at Ala
manga sinungaling houag cang sumambá,
Dios nang cristiano sa lahat ay una
ang capangyarihan ay ualang capara.
Malaqní ang touà ng̃ bunying princesa
amá,i, nang umayon sa hing̃ì at pita,
ang saro,i, sinidlán ng tubig pagdaca
sacâ pinayucô ang canyang amá.
Ang uica,i, sa ng̃alan niyong Amáng Dios
bunying Dios Anác sa tauo,i, sumacop,
Espíritu Santong puspós nang alindóg
ngalan mo,i, Manuel sapagca cristianos.
Ang iyong calaguio,i, si Jesús na Amá
sa sala,i, sumacop segunda Persona,
yao,i, ing̃inalan ni Juan Bautista
sa ilog ng̃ Jordan ng binyagan niya.
Pang̃alang Manuel ang significación
ay anim na letra,i, may bagay na tungcol,
M. mananacop sa sala nang campon
dugo't buhay niya ang ipinasahol.
Icalaua,i, A. ang pag-aayunar
ni Jesús na Poon apat na puong arao,
na hindî cumain ng ano man lamang
nagtiís nang gutom mga cauhauan.
At ang N. naman bilang na icatló
ang significacióng cabagay nito,
ang Cristong pamagát ng̃ala,i, Nazareno
ng pagtupád niyang pag-uangis sa tauo.

Icaapat na letra,i, U. ang ngalan
ang significación nito t, cahulugán,
nang ulusin nangâ yaong táguiliran
nitong si Longinos bayaning capitán.
Canang taguiliran ang siyang inulos
pitóng Sacramento ay doon nabuhos,
tilansíc nang dugô sa sugat sumabog
tumamà sa matá niyong si Longinos.
Magmulâ na niyong luminao ang matá
ang bulág na isip sa gauang magandá,
nang matilansicán dugóng mahalagá
natutong umibig sa Dios sumintá.
Yaong letrang E ay ang cahulugán
sa hustong conciencia ay ipalalagay,
si Jesús sa Seno yaong hinihintay
ay siyang hahangò naroroon banál.
At ang letrang L. siyang icaanim
ang boong sustancia,i, ilalagay co rin,
ligaya ni Jesús at lualhatì rin
dinaanan sa lupà sa Langit na tambing.
Pagcatapos niyong mahalagang uicà
ang Gran Sultang harì naghingalô nangâ,
pina Jesusan na niyong may calingà
at pinangaralan ng magandang uicà.
Manuel aniya icao ay pa Jesús
mag samantalâ cang tumauag sa Dios,
cahi't sa loob mo,i, houag macalimot
patulong sa Ináng Vírgen maalindog.
Jesús na Poon co aco,i, copcopin mo
aco,i, patauarin lahat nang sala co,
Jesús María y Joséf aco,i, paquingan mo
igauad sa aquin ang boong saclolo.

Macaitló lamang na uinicà niya
Jesús María y Joséf hiningay nanao na,
natouà ang loob ng bunying princesa
ng̃uni't may lumbáy rin palibhasa,i, amá,
At inaquiat na sa Gloria nang Langit
bunying caloloua ay agad dinapit,
niyong caramihan na manga Angeles
at nagcacantahan sila,t, nag-aauit.
Munting palad bagá niyong caloloua
nahila ng anác sa gauang magandá,
sapagca't nagsisisi niyong tanang sala
caya nga't quinamtán ang Langit na Gloria.
Sa bunying princesang ipinanangis
abá panginoong amáng iniibig,
cahiman po,t, aco,i, sa poder mo,i, nalís
ibig cong matamó ang Gloria ng Langit.
Caya poong amáng aquing sinisinta
sa auà nang Dios sucat cang umasa,
at iyong quinamtán ang mahal na gracia
camahal-mahalang bautismo de agua.
At sacâ nag uica sa príncipeng mahal
aniya,i, iutos mo ang cay amáng bangcay,
isilid sa carro't dalhín sa simbahan
at ipagprocesion sa boong lasangan.
Agad iniutos príncipe Gimeno
dalhín sa simbahan ilagay sa carro,
pauang nag si sunód ang tanang vasallo
sa pinipintuhò nilang Ceciliano.
Nag si ouî nangâ yaong caramihan
toua,i, mago,t, mago yaong pagdiriuang,
inuulit-ulit viva ay ang hiyauan
tandang pananalo sa guerrang dinaanan.

Tangì ang princesa si Doña María
hangang dî nalibing siyang ala-ala,
at habag ng pusò ay hindî nagbaua
malaquí ang lumbáy dahilan sa amá.

Sacâ ng matapos niyong paglilibíng
príncipe't princesa quinasal noon din,
ang corona't cetro nama,i, isinalin
sa magcasing palad na dalauang butihin.

Ano,i, ng matapos ng macoronahan
príncipe Gimeno naguíng haring tunay,
ang boong sang reino laquíng catouaan
buting magpasunod sa nasasacupan.

Ang mahal na reinang Doña Maria
sa mahal na Virgen lubós ang pagsinta,
na dî nalilibang sa toui touî na
ang Santo Rosario sa hapo't umaga.

At ang pagsisimbá sa arao arao
hindî sumasala pagpa sa simbahan,
yaong unang misa ang siyang paquiquingan
at cun matapos na,i, ooui na namán.

At gayon din namán siya,i, malimusin
sa lahat ng pobre na nagsisidaing,
na bago dumulóg siya sa pagcain
caramihang pobre siyang unahin.

Cababaang loob ay gayon din namán
sa mga vasallos at canyang caual,
dunong na mag-utos sa nasasacupan
ang boong sang reino ualang sumusuay.

Di sucat maisip itong capalaran
ng tauo sa mundo hangáng nabubuhay,
palibhasa,i, hangád ang sa cagalingan
nangyaring natunton ang landás na daan.

Lalò na't ang pusò dì nacalilimot
sa mga pagsinta't pagtauag sa Dios,
na nacapagbibigay nang mabuting ayos
sa caugalian nang manga cristianos.

Para ni Rogerang buhay na nasapit
príncipe Gimeno ang siyang umaquit,
na sa cagalingan doon inahilig
hangang dî tinamó ang Gloria ng Langit.

Ito.i, isang mora pagcabatà na
ang Dios na poon dî naquiquilala,
dahil cay Gimeno na canyang sintá
tinamo't sinapit ang langit na Gloria.

Sampo pa ng amá ay napaquiramay
príncipe Gimeno ang may cagagauan,
palibhasa,i, taong marunong umaral
sa capouà niya cun sa cagalingan.

Cayâ ang uicà co sa macababasa
ó macariringig na manga dalaga,
salaming malinao na houarang materia
buhay ng princesa na sinabina co na.

Itiguil co na yaríng pagsusulit
nang dî naman cayó lubhang naiinip,
cun sa halimbaua't may sabing lihís
cayó na ang siyang bahalang magtouid.



# SALITAAN SA PANYO

| | |
|---|---|
| Ihaplos sa mga labì . | Ibig cong maquipagsulatan. |
| Ihaplós sa mga matá . | Lubhang nalulungcot aco. |
| Ihaplós sa caliuáng camáy . . . . . . | Icao ay quinapopootan co. |
| Ihaplós sa dalauang pisngí . . . . . . | Iniibig quitá. |
| Bayaang malaglág. . | Tayo,i, magcacaibigan |
| Ipatong sa pisnging canan . . . . . . | Oo. |
| Ipatong sa pisnging caliuâ . . . . . . | Hindî. |
| Ihaplos sa balicat. . | Sumunód ca aquin. |
| Ihaplós sa taingang canan . . . . . . | Ualâ cang pagtatapát. |
| Ihaplós sa taingan caliuâ . . . . . . | Mayroon acóng isang billete para sa iyo. |
| Ihaplós sa dalauang matá . . . . . . | Lubhâ cang ualang auà. |
| Ticlopin . . . . . . | Ibig cong maquipagusap sa iyo. |
| Ticlopín ang mga dulo | Hintain mo acó. |
| Pilipitin ng dalauang camáy . . . . . . | Pagpapaualang halagá |
| Pilipitin nang camáy na canan . . . . | May ibáng iniibig acó. |
| Pilipitin nang camáy na caliuâ . . . . | Magpasial cayó, ayao acong maquialam sa inyó. |
| Ibuhól sa hintuturò . | Mayroong casintahan acó. |

# Imprenta at Librería ni J. Martínez

Cabildo 253 Intramuros, Teléfono 3283, P. Moraga 34-36, Teléfono 5005
at P. Calderón 108, Binundók, Maynila.

---

## Ipinagbibilí sa mĝa LIBRERIANG itó ang mĝa sumusunód na aklát sa wikang tagalog:

Búhay ni Aladino
« « Alejandre at D. Luis
« « Almanzor
« « Arturo, Lauro at Rosalio
« « Amang si Jesús
« « Abecidario
« « Adan at ni Eva
« « Baldovino
« « Beatriz
« « Beata María
« « Bernardo Carpio
« « Bertong Laseng
« « Blanca Flór
« « Babaying Samaritana
« « Cabayong Tabla
« « Celira
« « Conde Urbano
« « Uricelda
« « Dama Inés
« « Diluvio Universal
« « D.a Marcela
« « D.a María sa Ahas
« « Doce Pares
« « Dr. José Rizal
« « Dr. José Burgos
« « D. Diego at D.a Juana
« « Doncella Teodora
« « Diego de Marcilla
« « Edmundo
« « Eliseo at ni Felisa
« « Eliseo at Hortensio
« « Esopo
« « Emilio
« « Felisardo
« « Fieles Amantes
« « Florante at Laura
« « Florentina
« « Floriño
« « Gonzalo de Córdova
« « Gunlas
« « Graciano at ni Gaudencio
« « Huaran ng calinisan ng puri
« « Haring Asuero
« « « Calabaza
« « « Saúl at David
« « « Salomón
« « Ibong Adarna
« « Isabela
« Jacobina
« « Jaime del Prado
« José Vendido

Búhay ni José Flores
« « Juan Bachiller
« « Juan at María
« « Juan Patáy
« « Juan Tiñosó
« « Juan Tamad
« « Juan Labuyo
« « Julieta at Romeo
« « Job
« « Leopoldo
« « Ludovico
« « Landás na tuntunin
« « Ligaya sa Langit at Mundo
« « Manrique
« « María Merced
« « Mártir de Gólgota
« « Ntra. Sra. de Antipolo
« « Panaginip ng pag-ibig (Comedia
« « Perpetua
« « Pantinople
« « Principe Gimeno
« « « Orontis
« « « Igmidio
« « « Olivéros
« « Pitóng Infantes de Lara
« « Proceso
« « Plus-Santorum 3 pangcat
« « Poncio Pilato
« « Reina Mora
« « Rodolfo
« « Rodrigo de Villas
« « Rolante y Claudina (Comedia)
« « S. Isidrong Magsasacá
« « S. Francisco de Sales
« « Santa Ana
« « « Eulalia
« « « Regina
« « « Elena
« « Sigesmundo
« « Sofia, Teresa at Maura
« « Sagrada Misa
« « Santong si Moisés
« « Tablante de Ricamonte
« « Tatlóng Número
« « Tatlong Personas
« « Tomás at María
« « Totoo at Sinungaling
« « Ulirán ng Cabaitan
« « Urbana at ni Felisa
« « Villarba
« « Vivencio at Teofila

## Isang palaisipan: Biru-biru kung sanlan tamaan